# Nan Nenfaatan nan Esa'y Mamati id Chaya



Bontoc Ikholot

# Nan Nenfaatan nan Esa'y Mamati id Chaya

## Pilgrim's Progress

**Central Bontoc translation**
by
Helen Bula-ay
with the assistance of
Marilyn Parting, Felix Khensay and Eduardo Yañgo

**Filipino translation**
by
Nenette Bayani

**Editor**
Keith Benn

**Summer Institute of Linguistics**

**Translators 1993 Publishers**




REPUBLIKA NG PILIPINAS
REPUBLIC OF THE PHILIPPINES
KAGAWARAN NG EDUKASYON, KULTURA AT ISPORTS
DEPARTMENT OF EDUCATION, CULTURE AND SPORTS
UL Complex, Meralco Avenue
Pasig, Metro Manila

TANGGAPAN NG KALIHIM
(OFFICE OF THE SECRETARY)

## PAUNANG SALITA

Ang mga isla, kagubatan at mga kabundukan ng ating bansa ay tahanan ng iba't-ibang pamayanang kultural na ang bawat isa ay may sariling wika at kaugalian. Ang ating kultura ay mahalagang piraso ng isang magandang mosaik — iyan ang bansang Pilipinas.

Ang ating bansa ay mayroong utang na loob sa pamayanang kultural. Maraming panahon na ang nagdaan na ang kaugalian, wika at magandang layunin ay nakatulong sa ikauunlad ng ating makabansang pagkamamamayan. Maipagmamalaki natin ang ating pamanang Pilipino habang nagkakaroon tayo ng malawak na pang-unawa sa mga kulturang ito .

Sa mga kadahilanang ito, kinakailangang mapangalagaan ang mga wika at kinaugaliang pamayanang kultural ng Pilipino. Ang aklat na ito, na nasa wika ng pamayanang kultural ay may layuning tumulong sa pangangalaga nito. Ito ay ginawa para mapaghusay ang kakayahan sa pagbasa at pag-unawa, at para palawakin pa ang kaalaman sa pamamagitan ng pagbasa sa sariling wika. Ang paraang ito ng pag-aaral sa pamamagitan ng paggamit ng unang wika ay makapagpapaangat sa sariling wika at ang pagbabasa nito ay isang kapaki-pakinabang na karanasan.

Dahil dito, labis ang pasasalamat ng sambayanang Pilipino sa Summer Institute of Linguistics (SIL) dahil sa kanilang pagsusumigasig na mapanatili at mapalaganap ang kulturang Pilipino sa pamamagitan ng babasahing ito.

Ikinararangal, kung gayon, ng Kagawaran ng Edukasyon, Kultura at Isports na ipakilala ang aklat na ito, ang pinakabagong edisyon, para mapaunlad ang karunungang bumasa't sumulat sa pamayanang kultural. Sa pagtulong sa mga kumunidad na ito, ang kabutihan ng buong bansa ay natutulungan.

Disyembre 15, 1992

Armand V. Fabella
Kalihim



Esang ak ay mamati ken Jesu Cristo. Issan namingsan nen-it-itaw ak maipoon isnan fiyag nan esa'y mamati. Nan nay ay mamati et kag isnan esa'y enfab-aat ay angsan nan teketeken ay cha na intopeg. Siya na nan init-itawko.

Akoy isang mananampalataya kay Jesu Kristo. Minsan nanaginip ako tungkol sa buhay ng isang mananampalataya. Ang mananampalatayang ito ay maihahalintulad sa isang manglalakbay na maraming ibat-ibang karanasan. Ito ang aking panaginip.



Inilak nan esa'y ili ay Ili ay Kapakkawasan nan ngachana. Idwani wad-ay isnan chey ay ili nan lalaki ay enngachan si Nadchongaw. Nakhayyokhayyot nan fachona sa et chachama'y encham-et nan awitna. Sak et inila'y finitlagna nan intatakina'y liblo ya finasfasana chi. Issan mamasfasaana, ya ket ay cha ensifek ya nanat-ayenten. Et mo ke tay isnan kasasanga ya sikhab ay liknana, ala na't ya achawag ay mangwanin, "Ngag man nan ikkak?"

Nakakita ako ng isang siyudad na ang pangalan ay Siyudad ng Pagkawasak. May lalaking nakatira dito na ang pangalan ay Naligaw. Gusgusin ang kanyang pananamit at mayroon mabigat na pasan. Nakita kong binuksan niya ang dala niyang libro at binasa. Habang bumabasa ay umiiyak siya at nanginginig. Dahil sa kanyang hinagpis ay pataghoy niyang sinabi, "Ano ang aking gagawin?"



Issan maid osto's semkena'y ikkan, sinmaa'y nenngongoyos. Laychena'y itafon nan liknana ngem ad-ina kafaelan. Ke na't kanan, "Kalal-ayad ay inacha ya an-akko, wad-ay man nan chadlos chachama'y komorkor! Siya nan ad-acham-et ay awitko ay kag omitatagmed. Finasak isnan nay ay liblo ay at segfen si apey ay malpo id chaya nan nay ay ili tako ya at matey tako am-in mo ad-i tako anapen nan kaisalakan tako."

Ng wala siyang maisip na kasagutan ay umuwi siya na malungkot. Sinikap niyang itago ang kanyang kalungkutan pero hindi niya magawa. Kaya sinabi niya "O aking mahal na asawa at mga anak may malaking problema ako. Ito ay ang mabigat kong pasan na parang dumadagan sa akin. Nabasa ko sa librong ito na ang siyudad na ito ay susunugin ng apoy mula sa langit. Lahat tayo ay mamatay maliban na lang kung makakita tayo ng paraan para makaligtas."



Nay met achi egay pinatin asawana ya nan an-akna siya. Kanancha en away nget cha maong-ong. Adi kad, tay cha et maschem chi pinilitcha siya'y maseyep ay masapa ta asop ya siya chi nan khomawisan nan liknana.

Pero hindi maniwala ang kanyang asawa at mga anak. Naisip nila marahil siya ay nababaliw. Dahil sa maggagabi na rin lang pinilit nilang matulog ito dahil umaasa sila na ang mahimbing na tulog ay makapagpapabuti sa kanya.



Nay met achi sisya'y nachadchanakhan si Nadchongaw. Egay nakaseyep khapo isnan makokorkolana.

Pero naguguluhan pa rin siya. Hindi siya makatulog dahil sa kaiisip ng kanyang problema.



Isnan nawaksana, sinalodsod asawana ya nan an-akna mo khinmawis nan liknana. Sinmongfat ay nangwanin, "Ya ke omam-am-amed kayet mo!" Sa na't kasin okhochen ken chaicha nan maipoon isnan omeegyatana, ngem khechangna'y egaycha kayet chinnge.

Kinaumagahan ng magtanong ang kanyang asawa at mga anak kung ano ang kanyang pakiramdam sumagot siya "Palubha ng palubha." At sinabi niya uli ang tungkol sa kanyang kinatatakutan pero ayaw pa rin silang makinig.



Inangoangocha, sa cha't yinangyangan siya. Ngem mo mamingsan aped cha't yangkhay oogkhayen siya.

Pinagtawanan at binulyawan lang siya ng mga ito. Kung minsan ay hindi na talaga siya pinapansin man lamang.



Inkakatpena nan chad-ama'y ik-ikkan nan pangafongna ken siya, ngem anono ya ad-i et makaikatpe, sa na't aped yangkhay iniskheng is kakwartona. Chadlos na insasanga nan teken ay semek nan pangafongna, et inlol-owalona chaicha ta mo ke seg-angan Apo Dios chaicha.

Pinagtiisan niya ang pag-alipusta ng kanyang pamilya at ng hindi na niya makayanan ay nagkulong na lang sa kanyang kuwarto. Nalungkot siya sa inugali ng kanyang pamilya kaya ipinalangin niya na sana ay kaawaan sila ng Diyos.



Isnan cha mar-os ay akhew aped inmey nenliklikhed is kaponchag. Mo mamingsan cha na fasfasaen nan liblona. Mo mamingsan nenlol-owalo, ngem khechangna'y somasanga kayet. Ya isnan cha na enfasfasaan cha aped enfokhaw ay mangwanin, "Ngag man nan angnek ta maisalakan ak?" Sa et enmonamonaang ay kag na't laychen ay lomayaw. Ngem egay kinmaan mo ke tay maid ammona is omayana.

Ilang araw siyang palakad-lakad sa bukirin. Minsan babasahin niya ang kanyang Libro. Minsan naman ay mananalangin pero lagi pa rin siyang malungkot. At habang bumabasa ay sisigaw siya ng malakas, "Ano ang dapat kong gawin para maligtas?" Palinga-linga siya na para bang gustong tumakas. Pero hindi siya umaalis dahil hindi niya malaman kung saan siya pupunta.



Osto'y siya chi sak et kayet inila isnan it-itawko nan esa'y lalaki ay sinmag-en ken siya ya enngachan si Mistolo et nensalodsod ken siya. Kinwanina, "Engka man cha en-ag-akha ay?" Sefat na et ay mangwanin, "Ke man tay finasak isnan nay liblo ay awni't matey ak sak et maokom. Ad-ik laychen ay matey ya am-amed ay ad-ik laychen ay maokom!"

"Tay mampay chadlos nalikhat nan fiyag, em man ad-i laychen ay matey mo?" sinalodsod Mistolo.

"To! Tay man omegyat ak tay ta ket lang ya nan nay awit ay sasakfatek nan omyey ken sak-en id inferno," sefat Nadchongaw.

Pagkatapos nakita ko sa aking panaginip na may lalaking lumapit sa kanya na nagngangalan Guro at nagtanong, "Bakit ka umiiyak?"

Sumagot siya, "Ser, nabasa ko sa aklat na ito na mamatay ako at pagkatapos ay hahatulan. Ayaw kong mamatay at lalong ayaw kong mahatulan."

"Yamang mahirap ang buhay bakit ayaw mong mamatay?" tanong ng Guro.

"Dahil natatakot ako na ang mabigat kong pasan ang siyang magdala sa akin sa impeyerno."



"Mo tet-ewa'y enliglikhat ka, en ka man wad-ay isna mo?" sinalodsod Mistolo.
"Tay man maid ammok si omayak."
Osto'y siya chi, inchawchaw Mistolo ken siya nan naisolat ay kalin Apo Dios ay mangwanin, "Ilayawam nan enchosaan Apo Dios."
Osto'y finasana chi, nensalodsod ken Mistolo. Kinwanina, "Ento nan omayak ta maikasiw ak isnan enchosaan Apo Dios?"

"Kung talagang hirap na hirap kana bakit ka narito?" tanong ng Guro.
"Dahil hindi ko alam kung saan ako pupunta."
Pagkatapos ay may ibinigay ang Guro sa kanya na salita ng Diyos na nasusulat, "Takasan mo ang parusa ng Diyos."
Ng mabasa niya ang salitang ito tinanong niya ang Guro, "Saan ako pupunta para matakasan ang parusa ng Diyos?"



Sa et todkiwen Mistolo nan ad-adchawi ay filig sa na't kanan, "Ay makaila ka ngen isnan chey nasopit ay segpan?"
"Ad-i ak ya!" insongfatna.
"Ay makaila ka ngen isnan cheey ensis-ilap ay silaw?"
"Wen, makaila ak is akit," insongfatna.
Kanan Mistolo, "Siya chi nan chawsem, et awni't edchanam nan nasopit ay segpan. Mo omchan ka ischi enkogkog ka, et wad-ay nan mangisolo ken sik-a isnan awni't angnem."

Pagdakay may itinuro ang Guro sa malayo at nagsabing, "Nakikita mo ba ang makitid na tarangkahan?"
"Hindi," sagot niya.
"Nakikita mo ba ang makinang na liwanag?"
"Oo, parang may nababanaag ako," sagot niya.
"O sige. Sundan mo ang liwanag na iyon at makikita mo ang makitid na tarangkahan. Pag dating mo doon kumatok ka at may magsasabi sa iyo ng susunod mong gagawin."



Idwani, inilak isnan it-itawko ay cha ikkan Nadchongaw nan infakhan Mistolo. Naligwat et ya nentatagtag siya'y komaan, ngem issan sisya'y egay inmadchawi ya ket sana si asawana ya nan an-akna ay mangayag ken siya ya nenseg-aseg-ang cha ta mo ke tomoli siya. Tinotowengna nan cha cha kanan sa na't ala ya kaan ay cha mangifogfokhaw, "Fiyag! Fiyag! Fiyag ay maid pengpengna!" Eg-ay kasin nensagsakhong mod-i ket linmayaw ay nanaynan isnan chey ay Ili ay Kapakkawasan, et inmey is katanap.

Sa panaginip ko ay nakita kong sinunod ng lalaki ang sinabi ng Guro. Nag-umpisa siyang tumakbo pero bago siya nakalayo ay tinawag siya ng kanyang asawa at mga anak at nakikiusap na bumalik. Pero nagbingi-bingihan siya at mabilis na umalis habang sumisigaw, "Buhay! Buhay! Walang hanggang buhay!" Hindi siya lumingon sa halip ay tumakas sa siyudad at tinungo ang kapatagan.



Waschin finmala nan sasagkhongna et inilacha akhes nan cha na komaanan. Issan cha na komaanan, cha inang-angon nan tapina ya pinadpachas nan tapina ay nangeg-egyat, ya cha fokhawan nan tapina kayet tatno somakhong. Ya ket wad-ay nan chwa ay nanmek ay mangitoli ken siya. Chaicha cha Nawewe ken Alawit.

Naglabasan din ang kanyang mga kapitbahay at tiningnan ang kanyang pag-alis; at habang paalis siya ang iba ay nagtatawa, ang iba ay nananakot, at ang iba ay tumatawag at sinasabihan siyang bumalik. May dalawang nagkaisang pabalikin siya. Ito ay sina Sutil at Sunod-sunuran.



Inonod cha Nawewe ken Alawit si Nadchongaw. Ngem idwani faken et Nadchongaw nan ngachana mod-i ket Kristiyano.

Sumunod sina Sutil at Sunod-sunuran kay Naligaw. Pero hindi na Naligaw ang kanyang pangalan kundi Kristiyan.



Issan nangchanancha ken Kristiyano ke na't kanan ken chaicha en, "En kayo man omon-onod ay?"
Ke cha't kanan, "Inonodmi sik-a ta mo ke ka somakhong."
"Ad-i mabfalin," insongfatna. "Tay wad-ay kayo isnan Ili ay Kapakkawasan, ya ammok ay at mapakawas isnan apey. Et mo makhayad kayo at maitapi kayo akhes ay mapoowan. Maitakin kayo't yangkhay ken sak-en."
Sefat et Nawewe ay mangwanin, "Sa mi't ngen taynan nan lilwidmi ya nan khawis ay fiyagmi?"
"Wen," sefat Kristiyano. "Siya sa nan kinwanik en masapol ay angnenyo. Nan liliwid ya khawis ay fiyag ay kankananyo, et ad-i makamkam-an chasa isnan lagsak ay an-anapek. Mo sa ya laychenyo mampay ay maitakin ken sak-en ta ad-i kayo ensagsakhong ay tomoli, et chawatenyo am-in nan chawatek."

Nagtanong si Kristiyan, "Bakit ninyo ako sinusundan?"
"Sinundan ka namin para pakiusapan kang bumalik."
"Hinding-hindi mangyayari iyan," sagot niya. "Nakatira kayo sa Siyudad ng Pagkawasak at alam ko na gugunawin ito sa pamamagitan ng apoy. Kung mananatili kayo kasama din kayong matutupok. Sumama na kayo sa akin."
Sumagot si Sutil, "At iwanan namin ang aming mga kaibigan at kasaganaan?"
"Oo," sagot ni Kristiyan, "Iyan nga ang sinabi ko na gawin ninyo. Ang mga kaibigan at kasaganaan na inyong sinasabi ay hindi maikokompara sa ligayang hinahanap ko. Kung gugustuhin lang ninyong sumama sa akin at hindi na magbabalik tatanggapin ninyong lahat ang tatanggapin ko."



Sa et kanan Nawewe, "Ay ngag man la nan an-anapem, tay ya kem chadlos taynan amin nan wad-ay isnan lofong ta kowaem et yangkhay chi?"
"Nan man an-anapek et nan tawid ay ad-i mapakawas paymo mamaid is eng-engkhana," insongfat Kristiyano. "Mimigto chana id chaya et mo sino nan mamangset ay manganap isna, et alaena. Fasaenyo nan nay liblo et maawatanyo."
Kanan et Nawewe, "Na! Ad-i et yangkhay. Olay enkowam sa! Kanam et magtek mo somakhong ka paymo ad-i?"
"Ad-i ak," kinwanin Kristiyano. "Apchas ak et nenligwat ya ad-ik laychen ay tomoli."

Nagtanong si Sutil, "Ano naman ang mga hinahanap mo at handa kang iwanan ang lahat ng nasa mundo makamit mo lang ito?"
"Ang hinahanap ko ay ang pamanang hindi masisira at hindi naglalaho," sagot ni Kristiyan. "Nakatago ito sa langit kaya ang sino mang magtiyagang maghahanap nito ay siyang makatatanggap. Basahin ninyo ang librong ito at inyong maiintindihan."
"Ay naku hindi na lang!" sagot ni Sutil. "Sa iyo na lang ang librong iyon. Sasama ka ba sa amin o hindi?"
"Hindi," ang sagot ni Kristiyan. "Nakapag-umpisa na ako at ayaw ko nang bumalik pa."



"En ta man et Alawit," kinwanin Nawewe. "Somaa ta't. Ngag ngoto ta ken siya. Nan kanak et naong-ong sa ay takho tay maid ayen nan kankanana. Away ngen kanana mo ammona am-in nan ngonon ya maid makaiso ken siya."

Nay met achi sefat Alawit ay mangwanin, "Ad-im ang-angowen siya. Si Kristiyano et khawis ay takho. Et mo tet-ewa nan ifagfakhana, maitakin ak ken siya."

"Na! Ay ke ka akhes maong-ong-ong?" kinwanin Nawewe ay sinmonget. "Khagkhag-awis et yangkhay si sak-en nan maitakinam. Ay kem ammo mo ento nan mangiyan nan nalewlew ay nay ken sik-a? En ta't! Toli ta! Ad-im ong-ong-ongen nan awakmo!"

"Tayo na Sunod-sunuran," ang yaya ni Sutil. "Umuwi na tayo ng wala siya. Ang taong iyan ay baliw na yata dahil ang kanyang mga sinasabi ay walang kabuluhan. Akala niya ay alam na niya ang lahat at wala na siyang makakaparis."

Pero sumagot si Sunod-sunuran, "Huwag mo siyang pagtawanan. Mabuting tao si Kristiyan. Kung totoo ang sinasabi niya palagay ko ay sasama ako."

"Ano! Isa ka pang baliw?" sabi ni Sutil na may pagkainis. "Mabuti pang sumama ka na sa akin. Hindi mo alam kung saan ka dadalhin ng baliw na iyan. Bumalik ka! Huwag kang baliw!"



Sa et kinwanin Kristiyano ken Nawewe, “Ad-im patoliyen siya! Mitakin kayo et magtek ay chwa ken sak-en. Tay nan nay ay lagsak ay ifagfakhak et tet-etet-ewa. Mo ad-iyo patiyen sak-en, fasaenyo nan nay ay liblo. Am-in ay naisolat isna et tet-ewa. Tay nan nangipasolat isnan nay ay liblo et natey pala ken chatako.”

Ket ay kanan Alawit ken Nawewe, “Kayong, makieey ak ken tona’y khawis ay takho ya anosak ay makiliglikhat ken siya.” Sa na’t salodsochen ken Kristiyano, “Kayong, ay ammom ngen nan chalan ay omey isnan chey ay cham an-anapen?”

Sa et kanan Kristiyano, “Infakhan nan Mistolo ay isnan chemang nan nay ay anwaanwa ay tanap, et wad-ay nan nasopit ay segpan. Et mo omchan ta ischi, at wad-ay nan mangibfakha isnan sa ta kew-an.”

“Khawis!” kinwanin Alawit. “En ta et mampay.”

Nakiusap si Kristiyan kay Sutil, “Huwag mo siyang pabalikin! Sumama kayong pareho sa akin. Ang kaligayahan na sinasabi ko ay totoo. Kung hindi kayo naniniwala sa akin basahin ninyo ang nasa librong ito. Lahat ng salita diyan ay totoo. Ang sumulat ng librong iyan ay namatay para sa atin.”

Kaya sinabi ni Sunod-sunuran kay Sutil, “Kaibigan, sasama ako sa mabuting taong ito at magtitiis ng hirap na kasama niya.”

Pagkatapos ay tinanong si Kristiyan, “Kaibigan alam mo ba ang daan papunta sa iyong hinahanap?”

“Sinabi sa akin ng Guro na sa kabila ng kapatagang ito ay may makitid na tarangkahan. Pag dating doon may magsasabi sa atin kung anong daan ang susundin natin.” Sagot ni Kristiyan.

“Mabuti!” sagot ni Sunod-sunuran. “Tayo na.”



"Ad-i ak makieey isnan sanacha naong-ong ya natotollor ay takho. Somaa ak et," kinwanin Nawewe isnan semekna.
Idwani, cha itoloy cha Kristiyano ken Alawit ay manad-alan ay cha entot-oya ya cha omey isnan nasopit ay segpan.
Kinwanin Kristiyano ken Alawit, "Enlal-ayad ak tay chinngem nan kinwanik ya nay naifoweg ka ken sak-en. Mo sa yangkhay ya maliknan Nawewe nan kasikhab nan liknak et nget egay tinmoli."
Sa et kanan Alawit, "Idwani ay kedkecheng ta, Kristiyano, ay mabfalin ngen ay okhochem kayet nan tapina maipoon isnan ili ay ayenta? Ngag ay ilan si lagsak nan wad-ay ischi ya ngag nan ikkanta ay mangankhanas sidi?"
Sa et kanan Kristiyano, "Ad-i ak makaipaawat ken sik-a isnan naycha tay sikhab. Ngem khapo tay laychem ay chadlos maawatan chi, chengngem ta fasaek et yangkhay isnan nay liblo."

"Hindi ako sasama sa mga baliw at tangang tao," sabi ni Sutil. "Uuwi na ako."
At nagpatuloy sina Kristiyan at Sunod-sunuran sa paglalakad papuntang makitid na tarangkahan habang nag-uusap.
Sinabi ni Kristiyan kay Sunod-sunuran, "Natutuwa ako at nakinig ka at sumama sa akin. Kung naramdaman lang ni Sutil ang aking naramdaman hindi siya babalik."
Nagtanong si Sunod-sunuran, "Ngayong tayo na lang Kristiyan puwede bang sabihin mo pa ang tungkol sa lugar na pupuntahan natin. Anong uri ng kasiyahan ang naroon at kung paano natin ito matatamasa?"
Sumagot si Kristiyan, "Ang mga bagay na ito ay hindi ko masabi at mahirap ipaliwanag. Pero dahil sa gusto mong maintindihan babasahin ko sa iyo ang bahaging ito sa Libro."



Sa et kasin pooten Alawit, "Ay kanam ngen mo tet-ewa nan naisolat isnan liblo ay sana?"
"Ammok ay tet-ewa, tay nan nangisolat isna et ad-i paat en-eng-engag," kinwanin Kristiyano.
"Ngag man nan kanana issa?" sinalodsod Alawit.
"Wad-ay nan en-ap-apowan ay ad-i makaskhep nan etey ya ischi nan katakhowan tako is eng-engkhana."
"Ngag kay kayet?" sinalodsod Alawit.
Sefat Kristiyano ay mangwanin, "At maichowa ken chatako nan makwanin koronan si fiyag ya nan facho ta enlanglang tako ay kag nan akhew."
"Da! Khawis pet sa! Ngag kay kayet?"
"Isnan chey ay ili et maid iliw, ngoyos paymo likhat, tay at kaanen Apo Dios chachi." Intot-oloy nan cheycha'y chwa ay nentottot-oya ay nanad-alan.
Sa et kanan Alawit, "Sino cha kay nan ib-ata ischi?"
"Nan cheycha'y wad-ay id chaya ay ensis-ilap nan langlangcha. Ya nan cheycha'y liniblifo ay cha nang-ona'y inmey ischi. Am-in ay takho ischi et nadchalos cha, al-allayad cha ya nalenteg cha," kinwanin Kristiyano.

Nagtanong uli si Sunod-sunuran. "Palagay mo totoo ang nasa Libro?"
"Sigurado ako dahil ang sumulat nito ay hindi marunong magsinungaling."
"Anong sinasabi diyan?" tanong ni Sunod-sunuran.
"Mayroong kaharian na kung saan hindi makapapasok ang kamatayan at doon tayo mabubuhay ng walang hanggang."
"Ano pa?" tanong ni Sunod-sunuran.
Sumagot si Kristiyan, "Ang korona ng buhay ay ibibigay at damit na magpapaliwanag sa atin gaya ng araw."
"Ang ganda niyan! Ano pa?"
"Sa lugar na iyon ay walang kalungkutan o pighati. Papawiin ng Diyos ang ating kalungkutan at pighati."
Patuloy na nag-usap ang dalawa habang naglalakad.
"Sino ang ating mga kasama?" tanong ni Sunod-sunuran.
"Mga makalangit na ang kanilang kaliwanagan ay nakasisilaw. At libong nangauna na sa atin. Lahat ng naroon ay may malinis na puso, mapagmahal at banal."



Intoloy kayet Kristiyano ay mangwanin, "Angsan cha nan inmona mo chaita isnan chey en-ap-apowan, ya nenliglikhat cha akhes issan kawad cha isnan nay lota khapo isnan nenlaylaychancha ya nan nangab-abfolotancha ken Apo Dios. Wad-ay cha nan nafakafakag, nan tapina napoowan cha, nan tapina naanod cha, ya nan tapina kayet chadlos pinap-alikhat nan naoyong ay takho. Nay met achi idwani, wad-ay amin fiyagcha ay maid pengpengna."

"Da! Omipafikas nan am-in ay kankanam. Ngag achi mampay nan ikkanta ay mangitopeg isnacha? Ngag nan angnenta ay maitapi ken chaicha?" sinalodsod Alawit.

"Insolat Apo Dios isnan liblo ay olay sino issa ay komchaw ken siya et agtana."

"Malaylaychan ak ay mannge isnacha am-in. Kamowenta et achi mampay ta siyaana's omchananta!"

Sa et kanan Kristiyano, "Siya man mo mabfalin, ngem ad-i ak man kommo khapo isnan nay awitko."

At patuloy na nagsalita si Kristiyan, sinabi niya. "Marami ng nauna sa atin sa kaharian na naghirap dito sa mundo dahil sa pagmamahal nila at pagsunod sa Diyos. May pinagtaga-taga, ang iba ay sinunog, ang iba ay linunod, at ang iba ay labis na pinahirapan ng mga masasama. Pero lahat sila ngayon ay walang kamatayan."

"Lahat ng sinabi mo ay nakasasabik, pero paano ito matatamasa? Paano natin ito maibabahagi?" tanong ni Sunod-sunuran.

"Isinulat ng Diyos sa libro na kung sino man ang humingi ay kanyang bibigyan."

"Natutuwa akong marinig ang lahat ng ito. Tayo na bilisan natin ang pagpunta roon."

"Hindi ako makapagmadali dahil sa aking pasan-pasan."



Isnan it-itawko inilak chaicha ay cha cha't somag-en isnan kawad nan Tablakan-si-Ngomaya. Et siya tay somya et yangkhay nan tot-oyacha, ya ad-i cha't il-ilaen nan cha cha ik-ikwan, ya ket nailos-aw cha ay chwa isnan chey ay tablakan. Cha cha't lomneng ischi ya napitepitek am-in nan awakcha. Khapo tay ad-acham-et nan awit Kristiyano, ad-i et makachaka ya cha et onanig lomneng.
Kinwanin et Alawit, "Ngag man na! Ya ke pitek et nan kawadta mo?"
Sefat et Kristiyano ay nangwanin, "Tew-an achi mampay ya ket ay kag tona."
Sa et sinmonget si Alawit ay nangwanin, "Ay siya mampet na nan kankanam en kalal-ayad!"

At sa aking panaginip ay nakita kong papalapit sila sa Lubluban ng Kawalan ng Pag-asa. Dahil sa abala sila sa pag-uusap at hindi na tumitingin sa kanilang nilalakaran kaya pareho silang nahulog sa lubluban. Dito ay nalublub sila hanggang sa maputikan ang kanilang buong katawan. Dahil mabigat ang pasan ni Kristiyan nagsimula siyang lumubog.
"Paano tayong nalublub dito?" tanong ni Sunod-sunuran.
Sumagot si Kristiyan, "Talagang hindi ko alam."
Nagalit si Sunod-sunuran at sinabing, "Ito ba ang sinasabi mong kaligayahan?"



"Mo siya na isnan laplapona, ngag nan katekena mo itoloyta? At achi angsan nan pad-anenta kayet ay likhat ay am-am-amed mo nan nay! Ta mo yangkhay makachaka ak sina et kikhad ka! Sam enkwa nan ngonon sisa!"
Kinwanina chi, sa na't inpapati ay chinmaka isnan chey ay tablakan. Ya osto tet-ewa'y chinmaka, ala na't ya chawes ay somaa. Et engkhana ischi egay et kasin inil-ilan Kristiyano siya.

"Kung ito na ang umpisa ano pang kapahamakan ang ating haharapin bago matapos ang paglalakbay na ito? Makaalis lang ako dito, sa iyo ng lahat." Pagkasabi nito ay sinikap niyang makaahon sa putik. At nang makaahon ay umuwi agad. At hindi na siya nakita pang muli ni Kristiyan.



Idwani, nataynan si Kristiyano isnan Tablakan-si-Ngomaya et kaseseg-ang ischi. Inpeyna nan kafaelana ay chomaka is apetna's nasopit ay segpan. Ngem khapo isnan enchạm-et ay awitna, sikhab nan chomakalana. Awni pay ya ket sinmag-en ken siya nan esa'y takho ay enngachan si Ab-afachang.

Naiwan ang kawawang si Kristiyan sa Lubluban ng Kawalan ng Pag-asa. At nagsikap siyang makaahon sa gilid na malapit sa makitid na tarangkahan. Pero dahil sa mabigat ang kanyang pinapasan naging mahirap ang kanyang pag-ahon. At saka may lumapit sa kanya na ang pangalan ay Matulungin.



"Ngag man nan ik-ikkam sisa?" sinalodsod Ab-afachang ken Kristiyano.
Sa et sefat Kristiyano ay mangwanin, "Wad-ay nan lalaki ay enngachan si Mistolo ay nangischo ken sak-en isnan chalan ay omey isnan nasopit ay segpan tatno maikasiw ak isnan songet Apo Dios. Nay met achi isnan chak omayan ischi eg-ayko napootan ya ke ak et nailos-aw isna."
"Ay kem ad-i paat ilaen nan chad-alanem?" sinalodsod Ab-afachang. "Ke man wad-ay nan sanacha'y naippey ay fato ta makagchang ka ay enkhagkhawis ya! Ay kem egay inila?" kinwanina.
"To man tay enkakamo ak tatno masang-oyan ak ay omchan koma ischi isonga nanalan ak isnan kanak mo enchadchawes ay chalan ngem kek et ay nailos-aw isna," kinwanin Kristiyano.
"Idchawawam nan limam," kinwanin Ab-afachang. Osto ay inegnana nan liman Kristiyano, khinoyodna't ay nangipachaka is katablakan.

"Anong ginagawa mo diyan?" tanong ni Matulungin kay Kristiyan.
"May lalaking nagngangalang Guro na nagturo sa akin ng daan papunta sa makitid na tarangkahan para makaligtas sa galit ng Diyos. At habang papunta ako doon ay nahulog ako dito sa putik," sagot niya.
"Pero bakit hindi ka nag-ingat?" tanong ni Matulungin.
"Mayroong inilagay na mga bato diyan para makatawid ka ng ligtas."
"Nagmamadali kasi akong makarating agad sa makitid na tarangkahan kaya dumaan ako sa inaakala kong malapit," paliwanag ni Kristiyan. "Kaya nahulog ako."
"Iabot mo sa akin ang iyong kamay," sabi ni Matulungin. Pagkaabot niya sa kamay ni Kristiyan ay hinila ito at iniahon.



Chinmaka pay yangkhay si Kristiyano ke na't salodsochen ay nangwanin, "Tay siya na nan ikwan ay malpo isnan Ili ay Kapakkawasan ay omey isnan cheey nasopit ay segpan, en man egay nakhabonan na tatno maid masin-ot isnan cha enfaat ay?"

"Ad-i malanoy nan khab-on nan nay," kinwanin Ab-afachang. "Tay malpo na isnan fasol si katakhotakho. Engkhana ona ay figfikhen nan takho ay awni't okomen Apo Dios siya esa pay madchanakhan. Ngem olay mo siya chi sisya kayet ay enchwadchwa siya mo patiyena si Apo Dios paymo ad-i. Et am-in nan nay ay enchwadchwaan si nemnem ya am-in ay salodsodcha et naamong am-in isna ya siya nan khotokna ay nangadnan na is Tablakan-si-Ngomaya."

Ng makaahon si Kristiyan nagtanong siya, "Yamang dito ang daan mula sa Siyudad ng Kapahamakan papuntang makitid na tarangkahan bakit hindi ito tinatabunan ng sa gayon ay walang mahulog na manglalakbay."

"Ang lubluban na ito ay hindi basta matatabunan," sagot ni Matulungin. "Dahil ito ay nanggaling sa kasalanan ng tao. Pag napagtanto lang ng tao na siya ay hahatulan ng Diyos at saka siya nag-aalala. Pero nag-aalinlangan siya kung susundin ang Diyos o hindi. At lahat ng pag-aalinlangan at mga katanungan ay naiipon dito kaya tinawag ang maputik na ito na 'Lubluban ng Kawalan ng Pag-asa'."



"Ad-i laychen nan Ali ay maangnen na, isonga inpappeyna nan nay is fato'y chatil ta way enkhatinan. Ngem mo en-ochan mapitekan nan fato ya ad-i maila'y khawis. Et olay mo ilaen si takho na, maolaw cha ya mekyag cha. Ngem mo taynam na ta omchan ka isnan nasopit ay segpan, et chadlo enkenteg nan chalanem."

"Ayaw ng Hari na mangyari ito kaya pinalagyan Niya ng matatapakan. Pero pag umulan napuputikan ang bato kaya hindi halos makita. At kahit nakikita ito ng tao, nahihilo sila at nahuhulog. Pero pag nakarating kana sa makitid na tarangkahan, matigas na ang iyong lalakaran."



Sak et kayet inila isnan it-itawko ay inomchan et si Alawit is ilicha ya nachakhop nan cheycha'y lilwidna ay mangila ken siya. Kinwanin nan tapina en masilib siya. Kanan nan tapina en nalewlew siya ay naifoweg ken Kristiyano. Sa et wad-ay akhes nan nangang-ango ay mangwanin egyatan siya. Kinwanicha, "En ka man tinmoli ay? Ay kem ad-i paat maanosan nan olay akit ay likhat?" Egay nenkak-ali si Alawit isnan laplapona tay mabfain, ngem osto'y inmannong si akit ke na't cha chilawen si Kristiyano.

Nakita ko uli sa panaginip si Sunod-sunuran na nakauwi na at binisita siya ng kanyang mga kaibigan. Sabi ng iba matalino siya. Ang iba ay tinawag siyang baliw sa pagsama kay Kristiyan. Pero mayroon pa rin tumutuya sa kanya at tumatawag na duwag. Sinabi nila, "Bakit ka umatras. Hindi mo ba kaya ang kahit kaunting hirap?" Sa umpisa tahimik lang si Sunod-sunuran dahil sa kahihiyan pero ng tumagal nagsimulang hamakin uli si Kristiyan.



Si akhes Kristiyano ay nay, intot-oloyna ay nanad-alan engkhana'y wad-ay nan inilana'y takho ay cha somag-en ken siya. Nan ngachana et Makaskasmek ay omili isnan ili ay makwanin Silib-si-Fakinlolota. Naisasag-en chi isnan ilin Kristiyano.

Pero si Kristiyan ay nagpatuloy sa kanyang paglalakbay hanggang sa may makita siyang tao na papalapit sa kanya. Ang pangalan ng taong ito ay Matalino na nakatira sa bayan ng Makamundong Talino. Hindi ito masyadong nalalayo sa bayan ni Kristiyan.



Issan nangil-an Makaskasmek ken Kristiyano ay maliglikhatan isnan awitna, kinwanina, "Ay ento man nan omayam sisa'y kayong, ya kem chadlos iyab-abfikokot nan sana awitmo?"
Sefat et Kristiyano ay nangwanin, "Siya mampay! Away nget sak-en yangkhay nan angsan nan likhatna ay takho. Sinalodsodmo mo ento nan omayak. Ischi, is kanasopit ay segpan. Wad-ay nan nangibfakha ken sak-en ay ischi nan kawad nan makaibfakha mo ento nan ikkak ay mangaan isnan awitko."
"Ay way asawam ya an-akmo?" sinalodsod Makaskasmek.
"Wen. Ngem khapo isnan kakokorkolak maid et semekko ken chaicha."

Ng makita ni Matalino si Kristiyan na hirap na hirap sa kanyang pasan tinanong niya ito, "Saan ka pupunta sa kalagayang hirap na hirap kaibigan?"
Sumagot si Kristiyan, "Hirap na hirap talaga! Ako lang yata ang may pinakamaraming problema. Tinatanong mo kung saan ako pupunta. Doon sa makitid na tarangkahan. May nagsabi sa akin na mayroon doon makapagsasabi sa akin kung paano maalis ang pasan kong ito."
"May asawa ka ba at mga anak?" tanong ni Matalino.
"Oo. Pero dahil sa problema ko pakiramdam ko ay wala sila."



"Wad-ay nan laychek ay itokhon ken sik-a. Ay laychem ay ammowen?" kinwanin Makaskasmek.
"Wen achi! Maid inad-ik is khawis ay tokhon," kinwanin Kristiyano.
"Mo siya sa, ibfakhak ken sik-a, ta kaanem nan sana ay makokorkolam. Tay mo itattakinmo sa, at maid chawatem si bendisyon ay malpo ken Apo Dios."
"Siya man sa nan laychek ay angnen! Ngem ad-i ak met makaangnen ay es-esang ya sa et maid mamachang ken sak-en isnan kailiyak. Siya chi nan khotok nan omayak ischi ta omanap ak si fomachang," kinwanin Kristiyano.
"Ay sino man nan nangwani ay nan mangikwaam isnan chey ay chalan nan sa mangaan isnan awitmo?" sinalodsod Makaskasmek.
"Nan chey Mistolo," kinwanin Kristiyano.
"Sam et aped patpatiyen! Faken khawis sa ay tokhon. Tay nan sana ay chalan et kakaegyat. Away ad-im patiyen sak-en ngem at sam ilaen," kinwanin Makaskasmek.

"Mayroon akong mabuting ipapayo sa iyo. Gusto mo bang malaman?" sabi ni Matalino.
"Hindi ako tumatanggi sa mabuting payo."
"Kung gayon ipinapayo kong alisin mo ang problema mong iyan. Dahil kung dala-dala mo wala kang matatamasang biyaya ng Diyos."
"Iyan ang gusto kong gawin! Pero hindi ko kayang mag-isa at walang sino man sa aming bayan ang makatutulong sa akin. Kaya papunta ako doon para humanap ng makatutulong sa akin," sagot ni Kristiyan.
"Sino ang maysabi na ang pag-punta mo sa daang iyan ang makapag-aalis?"
"Ang Guro."
"Ay naku! Iyan ay hindi magan-dang payo. Dahil ang daang ito ay mapanganib. Baka hindi ka maniwala sa akin pero malalaman mo," sabi ni Matalino.



"Ammok ay intopegmo't nan likhat tay mammaila isnan sana'y napitepitek ay fachom ay nalpo is kaTablakan-si-Ngomaya. Ngem engka kayet. Lapon si likhat yangkhay sa. Chengngem sak-en tay naet-eteng ak mo sik-a ya ad-ad-acha nan intopegko. Isna ay chalan nan mangippengan isnan felay, owat, lateng, sakit ya etey, ya faken yangkhay chasa, teken kayet nan abtem ay foso ya nan atap ay kakaegyat ay enkik-iwi. Em man cha patpatiyen nan kalin si kakaili yangkhay ay? Popomtek maachi."

"Nakita ko na nakadaan kana ng hirap dahil puno ng putik ang iyong damit mula sa Lubluban ng Kawalan ng Pag-asa. Pero magpapatuloy ka pa rin. Umpisa pa lang yan ng hirap. Makinig ka sa akin dahil matanda na ako at mas may karanasan. Sa daang ito ay mararanasan mo ang pagod, gutom, lamig, sakit at kamatayan at may makakaharap ka pang kaaway at mababangis na hayop. Bakit ka makikinig sa dayuhan at sasayangin ang buhay?"



"Ento man nan nangalaam isnan sana'y ad-acham-et ay awitmo?" sinalodsod Makaskasmek.
"Finasak isnan nay ay liblo," sefat Kristiyano.
"Egay ak nenkammali. Nan takho ay kag ken sik-a ay monomono et nalaka cha ay maal-allilaw ya en cha en-anaanap isnan ad-icha ammo mo ngag," kinwanin Makaskasmek.
Sefat et Kristiyano ay mangwanin, "Kek man ammo nan laychek ya! Laychek met ay makaan nan nay ad-acham-et ay awitko."
"Ya ke kakaegyat nan cham chad-alanen mo? En ka man inmali isna mo, mo ad-im laychen ay enlikhat? Mo chengngem nan kanak, ibfakhak ken sik-a nan ikkam ta makaala ka isnan laychem ya maikasiw ka isnan kakaegyat. Olay akhes nan ikkam ay mangaan isnan sana'y encham-et ay awitmo. At maikasiw ka isnan likhat ya at maid paat omeg-egyatam. At nalagsak ka akhes."

"Paano ka bang nagkaroon ng mabigat na pasan?" tanong ni Matalino.
"Sa pagbasa ng Librong ito," sagot ni Kristiyan.
"Hindi ako nagkamali. Mga taong gaya mo na walang alam ay madaling malito at naghahanap ng hindi alam ang hinahanap."
"Pero alam ko ang gusto ko. Gusto kong maalis ang pasan kong ito."
"Pero ang daan na tinatahak mo ay masyadong mapanganib. Kung gusto mong hindi mahirapan bakit pumunta ka dito? Kung makikinig ka sa akin sasabihin ko sa iyo kung paano makakamit ang gusto mo at maiiwasan ang mga panganib. Pati ang paraan kung paano mawawala ang pasan mo. Ligtas ka pa sa hirap at siguradong hindi ka mapapahamak. Magiging masaya ka pa."



"Apo, ento kay nan ikkana?" sinalodsod Kristiyano.
"Mo laychem, chengngem mampay. Isnan ili ay Khawis-ay-Ikkan wad-ay ischi nan esang ay nalaing ay takho ay enngachan si Wanchen-nan-Lenteg. Esang siya ay masilib ya maichayaw ay takho. Mabfalin ay fachangana sik-a ay mangaan isnan sana'y awitmo. Faken yangkhay sa, mabfalin ay fachangana am-in nan takho'y angsan nan kakorkolancha. Mo maid siya is afongna, wad-ay nan anakna ay si Machayaw. Nalaing akhes siya ay kag ken amana. At nalagsak ka ischi ya at maamas nan encham-et ay awitmo. Et mo ad-im laychen ay tomoli isnan nalpowam, ipaayagmo't yangkhay nan pangafongmo. Angsan nan afong ischi ay maid entetee ya akit nan afang. Khawis nan makakan ya akit akhes nan fayadna. Khawis cha nan sasagkhong ischi isonga maid maiyegyat, ya nalagsak nan fiyag."

"Ser, paki sabi mo kung paano," sabi ni Kristiyan.
"Kung gayon makinig ka. Doon sa bayan ng Kabutihang-asal ay may isang matalinong lalaki na ang pangalan ay Sumusunod sa Batas. Iginagalang at matalino siyang tao. Matutulungan ka niyang maalis ang pasan-pasan mong iyan. At hindi lang iyon natutulungan niya iyong mga taong maraming problema. Kung wala siya sa bahay ang kanyang anak na si Kagalang-galang ay naroon. Mahusay din siya na gaya ng kanyang ama. Doon ay magiging masaya ka at mawawala ang iyong pasan. Kung ayaw mo ng bumalik pa sa inyo ipasundo mo na lang ang iyong pamilya. Maraming bahay doon na walang nakatira at mura lang ang upahan. Masarap ang pagkain at mura pa. May mababait kang kapit-bahay kaya ang buhay mo ay ligtas at masaya."



Sinmesinmek Kristiyano ay khawis mo osto paymo ad-i nan kinwanin Makaskasmek, ya ke na't sinmek ay khawis nget tet-ewa mo siya et chi's angnena. Siya chi't ya nensalodsod ay mangwanin, "Ento kay nan ikwan ay omey isnan afong nan chey maipateg ay takho?"

Sa et todkiwen Makaskasmek nan ensag-en ay filig ya kinwaninan, "Ay makaila ka isnan filig ay cheey?"

"Wen, nalatak," kinwanin Kristiyano.

"Ikwam nan chey ay filig et nan mang-ona ay edchanam ay afong, et siya chi nan afongcha," kinwanin Makaskasmek.

Adi kad teken et ay chalan nan inikwan Kristiyano, ya inmey isnan afong Apo Wanchen-nan-Lenteg ta en menpafachang.

Pinag-isipang mabuti ni Kristiyan kung totoo o hindi ang mga sinasabi ni Matalino at nagpasiyang mabuting sundin niya. Kaya nagtanong siya, "Saan ang daan papunta sa bahay ng mapagkakatiwalaan tao?"

Itinuro ang mataas na burol na hindi masyadong kalayuan ni Matalino at sinabing, "Nakikita mo ba ang mataas na burol na yon?"

"Oo, kitang-kita ko," sagot ni Kristiyan.

"Dumaan ka sa burol na iyon at ang unang bahay na makikita mo ay ang sa kanila," sabi ni Matalino.

Kaya umiba ng daan si Kristiyan at pumunta sa bahay ni Ginoong Sumusunod sa Batas para humingi ng tulong.



Osto pay ay inomchan ischi, inilana't ay makhikhiyafan nan chey filig ay kag map-as ken siya. Sa et inmegyaegyat ya ad-ina et ammo nan ikkana. Liniknana't ay amed cha chomam-et nan awitna. Awnin ẏa ket nenkoryapyap ya makaktaab nan keleb et onanig inmegyaegyat tay kananan mo mapoowan siya.

Ng makarating siya sa mataas na burol nakita niya ang bahaging nakausli na parang mahuhulog sa kanya. Kaya natakot siya at hindi malaman ang gagawin. At naramdaman niya na para pang bumigat ang kanyang pasan. Kumulog at kumidlat na lalong ikinatakot ni Kristiyan sa pag-aakalang masusunog siya.



Chachama nan fafawina isnan namatiyana ken Makaskasmek sa na't inila si Mistolo ay cha omali, ya nafainan. Sinmag-en si Mistolo sa na't sinalodsod ay mangwanin, "Ngag nan ang-angnem sina, Kristiyano?" Ngem maid insongfat Kristiyano.

Nagsisi siya sa pagsunod sa payo ni Matalino ng makita niya si Guro na dumarating at siya'y napahiya. Lumapit si Guro at nagtanong, "Ano ang ginagawa mo rito, Kristiyan." Pero hindi makasagot si Kristiyan.



Ya ket kasin pooten Mistolo ay mangwanin, "Ay faken ka ngen san inchanak ay cha en-ag-akha isnan saefan nan Ili ay Kapakkawasan?"
"Wen, sak-en ya!" kinwanin Kristiyano.
"Ay kek egay inpischo ken sik-a nan nasopit ay segpan?"
"Wen met. Inpischom."
"Ngag nan inangnem ay aped kannay nafab-aliyan?"
"Kag man tona nan inmat: Issan chinmakalak isnan Tablakan-si-Ngomaya, sinabatko nan esa'y takho ay nangawis ken sak-en ay omey is afong nan esa'y takho ay mabfalin kano ay fomachang."
"Sino kay chi?"
"Kapappateg nan ilana ya inawisna sak-en. Siya nan khotokna's nakal-iyak sina. Nay met achi issan inomchanak sina, chad-ama nan egyatko tay kag et map-as nan chey ay filig ay mamatey ken sak-en," inokhod Kristiyano.

At nagtanong si Guro, "Hindi ba ikaw iyong lalaki na umiiyak sa labas ng pader ng Siyudad ng Pagkawasak?"
"Oo, ako nga," sagot ni Kristiyan.
"Hindi ba itinuro ko sa iyo ang makitid na tarangkahan?"
"Oo."
"Paano kang nalinlang ng napakadali?"
"Kasi ng makaahon ako sa Lubluban ng Kawalan ng Pag-asa ay may nakilala akong lalaki na umakit sa akin na pumunta sa bahay ng lalaking makakatulong sa akin."
"Sino siya?"
"Mukha siyang magalang at in-akit niya ako. Kaya nagpunta ako rito. Pero ng makarating ako rito natakot ako dahil parang babagsak sa akin ang burol na iyon at papatayin."



"Ay ngag kan nan kinwanina ken sik-a?" sinalodsod Mistolo.
"Sinalodsodna mo ento nan ayak, et infakhak tet-ewa," insongfat Kristiyano.
"Ngag kay nan kinwanina?" kanan Mistolo.
"Sinalodsodna mo wad-ay pangafongko sak et kanan en wad-ay, ngem ad-i ak makilagsak ken chaicha ay kag issan chey khapo isnan ad-acham-et ay awitko ay nay."
"Ngag kayet?"
Sa et kanan Kristiyano, "Kinwanina man en masapol ay kaanek nan nay ay awitko. Et issan nangwaniyak en is kanasopit ay segpan nan omayak ay mangaanan sina, ke na't nenkanan kannay en wad-ay nan malanlanoy ay chalan ay ad-i chadlos nalikhat. Adi kad inafolotko siya sak et nenchadchawes isna tay kanak mo tet-ewa ay malanoy isna is makaanan nan nay ay awitko. Nay met achi issan inomchanak isna inmegyaegyat ak ya nay ad-ik et ammo nan ikkak."

"Anong sinabi ng lalaking ito sa iyo?" tanong ni Guro.
"Nagtanong siya kung saan ako pupunta at sinabi ko naman," sagot ni Kristiyan.
"Anong sinabi niya?"
"Tinanong niya kung may pamilya ako at sinabi kong meron pero hindi ako masaya sa piling nila gaya ng dati dahil sa pasan kong ito."
"At ano pa?"
"Sinabi niya alisin ko agad ang aking pasan. At ng sabihin ko na papunta ako sa makitid na tarangkahan para alisin ang aking pasan ay agad niyang sinabi na may mas madaling daan na walang masyadong hirap. Kaya naniwala ako sa kanya at tinungo ang lugar na ito sa pag-aakalang mapapadali ang pag-aalis ng aking pasan. Pero ng makarating ako dito natakot ako at ngayon ay hindi ko na alam ang aking gagawin."



"Naay, chengngem ta ifasak ken sik-a nan kalin Apo Dios," kanan Mistolo. Issan cha mamasaan Mistolo isnan kalin Apo Dios, cha et manayenten si Kristiyano isnan egyatna. "Ilaen tako't chadlo ta ad-i tako tot-owengen ay mannge ken Apo Dios. Tay mo egay naikasiw nan ikik-it tako id sangad-om isnan madchosaancha khapo isnan ad-icha manngelan isnan manokhon ken chaicha is kalota, at am-amed ay ad-i tako makakasiw isnan chosa mo ad-iyen tako nan entokhon ay malpo id chaya?" (Hebreo 12:25) Naay kayet nan infakhana, "Nan nalenteg ay takhok, ichalana nan fiyagna isnan pammatina. Nay met achi mo omegyat ya kasin en-enaenat, at ad-i ak paat malaychan ken siya." (Hebreo 10:38) Osto ay finasan Mistolo nan kalin Apo Dios, inpatagna chi isnan inikkan Kristiyano. "Chinokokham nan natalna ay chalan sam et winaned nan chalan si kapakawasan ay nganngani mateyam."

"Makinig ka at babasahin ko sa iyo ang salita ng Diyos." Sabi ni Guro. Si Kristiyan naman ay nanginginig sa takot habang binabasa ni Guro ang salita ng Diyos. "Kaya't mag-ingat kayo at makinig sa nag-sasalita. Ang tumangging makinig sa nagsalita sa kanila dito sa lupa ay hindi nakaligtas sa parusa! Gaano pa kaya tayo, kung tayo'y tumangging makinig sa nagsasalita mula sa langit!"(Hebreo 12:25) At heto pa ang kanyang sinabi, "Ang tapat kong lingkod ay nabubuhay sa pananalig sa akin. Ngunit kung siya'y tumalikod, hindi ko kalulug-dan." (Hebreo 10:38) Ng mabasa ni Guro ang salita ng Diyos ay iginaya niya ang ginawa ni Kristiyan. "Ikaw ay tumalikod mula sa katahimikan papuntang kapahamakan at halos mamatay sa ginawa mong ito."



Issan nanngelan Kristiyano isnan naisolat ay kalin Apo Dios ket ay nenlokfob ya nenngegngengegngeg ay cha mangwanin, "Ngaangaag ak pet ay takho."
Ngem inegnan Mistolo siya sa na't kanan, "Pakawanen Apo Dios sik-a isnan am-in ay finmasolam ya nan kinawewem. Entalek ka't yangkhay ya itot-oloymo'y mamati ken siya."
Linmin-awa nan nemnem Kristiyano ya tinmakcheg, ngem sisya'y manat-ayenten isnan sakhang Mistolo.
Intoloy Mistolo ay nenkali ay nangwanin, "Chengngem ay khawis nan naycha ay chak isos-olo ken sik-a. Ifaagko mo sino nan namab-ali ken sik-a. Siya chi si Makaskasmek. Tet-ewa ay nalaing siya ngem kalotaan yangkhay nan silibna. Ad-ina chengngen nan sos-olo maipoon isnan kolos ya nan kaisalakan."

Pagkarinig ni Kristiyan nito ay yumuko at umiyak at sinabing "Napakasama ko!"
Pero hinawakan siya ng Guro at sinabing "Patatawarin ka ng Diyos sa lahat ng iyong kasalanan at kalapastanganan. Manampalataya ka at patuloy na manalig." Nabuhayan ng loob si Kristiyan at nanginginig na tumayo sa harap ng Guro.
Nagpatuloy ang Guro, "Pakinggang mong mabuti ang mga ituturo ko sa iyo. Ipakikita ko sa iyo kung sino ang lumin-lang sa iyo. Ang lalaking ito ay si Matalino. Totoong matalino siya pero sa mga bagay na nauukol sa mundo lamang. Hindi siya nakikinig sa itinuturo ng krus at kaligtasan."



"Wad-ay nan tolo'y ad-i osto ay sos-olon Makaskasmek. Omona, inamasna nan pammatim. Ikadwa, inawisna sik-a ta ad-im ipateg nan naikolosan Jesu Cristo; ya nan ikatlo, insolona ken sik-a nan chalan ay omey isnan katteyam."

"May tatlong maling turo si Matalino. Una ay inalisan ka ng pananalig; pangalawa pinilit niyang gawing kasuklam-suklam ang krus sa iyo; at pangatlo ay inakay ka sa daang papuntang kamatayan."



Isnan semek Kristiyano, kananan mo inomchan et nan katteyana ya chad-ama nan ngegngegna ay mangwanin, "Namaag ak ay aped nannge ken Makaskasmek ya nay aped ko't chinokokhan nan tet-ewa ay chalan!"

Naisip ni Kristiyan na dumating na ang kanyang kamatayan at umiyak nang malakas, "Napakagago ko sa pakikinig kay Matalino at sa pagtalikod sa tamang daan!"



Sa et kasin itchon Mistolo ken Kristiyano nan osto ay chalan ay omey isnan makwanin nasopit ay segpan, sa na't tokhonen siya tatno ad-i kasin masogsogsokhan.

At itinuro uli ng Guro ang daan patungo sa makitid na tarangkahan at pinayuhan si Kristiyan na huwag ng paloloko pang muli.

